# FIQH
# 1

# فـقـه

**[باللغة الفلبينية (تجالوج)]**

**تـرجمـة :**
**محمد طه علي**
المكتب التعاوني للدعوة و الإرشاد وتوعية الجاليات بالربوة – الرياض

**Isinalin sa Wikang Tagalog ni:**
**MUHAMMAD TAHA ALI**
Islamic Propagation Office in Rabwah – Riyadh

**مـر اجـعـة :**
**عبد الرشيد بن محمد إلياس عبد الله فالينا**
الجامعة الإسلامية بالمدينة المنورة

**Sinuri at Isina-ayos ni:**
**GREGORIO *'ABDUR RASHEED* VALLENA III**
Islamic University in Al-Madinah Al-Munawwarah

# TALAAN NG MGA ARALIN

# ANG KAHALAGAHAN NG KAALAMAN

Si Allah ay nagsabi sa *Qur'an*: ﴿يَرْفَعِ اللَّهُ الَّذِينَ آمَنُوا مِنكُمْ وَالَّذِينَ أُوتُوا الْعِلْمَ دَرَجَاتٍ﴾

***(Itataas ni Allah yaong mga sumampalataya sa inyo at yaong mga pinagkalooban ng kaalaman sa matataas na mga antas).*** *Al Mujaadalah (58):11*

At sinabi pa Niya: ﴿ وَقُل رَّبِّ زِدْنِي عِلْماً ﴾

***(At sabihin mo (O Muhammad صلى الله عليه وسلم): Panginoon ko dagdagan Mo ako ng kaalaman).*** *Taha (20):114*

**عن أبي هريرة رضي الله عنه قال : قال رسول الله** صلى الله عليه وسلم **: " ومن سلك طريقا يلتمس فيه علما ،سهل الله له به طريقا إلى الجنة "** (**رواه مسلم**)

*At mula kay Abu Hurayrah (R.A.), siya ay nagsabi: "Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): (At sinuman ang tumahak sa isang landas nang naghahanap rito ng Kaalaman, pagagaanin ni Allah sa kanya sa pamamagitan nito ang isang daan patungo sa Paraiso). Isinalaysay ni Muslim*

## MGA PINAGKUKUNAN NG BATAS NG ISLAM:

1. ***Qur'an*** (Banal na Aklat mula kay Allah).
2. ***Sunnah*** (mga winika, gawa, kapahintulutan, katangiang panloob at panlabas ng Sugo (صلى الله عليه وسلم).
3. ***Ijma'*** (napagkaisahang bagaya ng mga mabubuting sinaunang ninuno sa Islam).
4. ***Qiyas*** (paghahambing ng isang bagay ayon sa mga kahatulang Islamiko).

## MGA *ARKAN* (HALIGI) NG ISLAM

### Ang kahulugan ng Islam:

Ito ay ang pagsuko kay Allah sa pamamagitan ng *Tawheed* (ang tunay na Diyos, ang karapat-dapat sambahin lamang), pagtalima sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal, at paglayo sa *Shirk* (pagtatambal sa Pagsamba) at sa mga nagasasagawa nito.

### Ang Limang Haligi ng Islam:

1. ***Shahaadataan:*** Pagsaksi at pagpapatunay na walang Diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban kay Allah, at si Muhammad (صلى الله عليه وسلم) ay Sugo at Alipin ni Allah.
2. ***Salaah:*** pagsasagawa ng pagdarasal.
3. ***Zakaah:*** pagbibigay ng obligadong-kawanggawa.
4. ***Sawm:*** pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan.
5. ***Hajj:*** pagsasagawa ng Pilgrimahe o Paglalakbay sa sagradong Bahay ni Allah.

## UNANG HALIGI:

## *AS-SHAHAADATAAN* (Ang Dalawang Pagsaksi).

Si Allah ay nagsabi sa banal na *Qur'an*: ﴿وَمَا خَلَقْتُ الْجِنّ وَالإِنسَ إِلاّ لِيَعْبُدُونِ﴾
***(At hindi Ko nilikha ang jinn at ang tao kundi upang Ako'y kanilang sambahin)*** *Adh-Dhariyat (51):56*

At sinabi pa Niya: ﴿قُلْ إِنّ صَلاَتِي وَنُسُكِي وَمَحْيَايَ وَمَمَاتِي للّهِ رَبّ الْعَالَمِيْنَ﴾
*(Sabihin mo (o Mohammad صلى الله عليه وسلم) katotohanan ang aking Salaah (dasal) at ang aking paghandog (ng hayop) at ang aking buhay at ang aking kamatayan ay para lamang* kay Allah *ang Panginoon ng lahat ng nilalang.) Al-Anam (6):162*

### Ang kahulugan ng *Ibaadah* (Pagsamba):

- Ito ay katagang sumasaklaw sa lahat ng bagay na naiibigan at kinagigiliwan ni Allah mula sa mga gawain at salita – ito man ay lantad o lihim.

### Ang Pagsaksi:

*"Ash-hadu alLa ilaaha illallah wa ash-hadu anna Muhammadan rasoulullah"*
- Ako ay sumasaksi na walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban kay Allah (lamang) at si Muhammad (صلى الله عليه وسلم) ay tunay na Sugo ni Allah.

### A. Pagsaksi na walang diyos maliban kay Allah:

Ang katagang nagpapahayag sa kaisahan ng Diyos o ang Shahadah – *La ilaaha illallah* – ay ang saligan ng pananampalatayang Islam. Ang "*La ilaaha illallah*" ay may dakilang kalagayan sa Islam, sapagkat ito ang una sa mga haligi ng Islam, at ang pagtanggap ni Allah sa mga gawa ng tao ay nakabatay sa katagang ito.

**Ang kahulugan nito:** Walang karapat-dapat sambahin maliban kay Allah lamang, at ito'y binubuo ng dalawang saligan:

1. ***Nafiy:*** pagtakwil sa pagkadiyos ng iba maliban kay Allah (***laa ilaaha***).
2. ***Ithbaat:*** pagpapatotoo sa pagkadiyos ni Allah lamang – Ang Nag-iisa – (***illallah***). Sinabi ni Allah:

﴿ذَلِكَ بِأَنَّ اللَّهَ هُوَ الْحَقُّ وَأَنَّ مَا يَدْعُونَ مِن دُونِهِ هُوَ الْبَاطِلُ﴾

*{Iyon ay dahil sa si Allah ay Siya ang Katotohanan, at ang anumang tinatawagan nila bukod sa Kanya ay siya ang huwad }. Al-Hajj (22): 62*

**Ibig sabihin nito:** Hindi ipinahihintulot na ibaling ang anumang uri ng pagsamba sa iba bukod pa kay Allah. Sinabi ni Allah:

﴿وَمَن يَدْعُ مَعَ اللَّهِ إِلَهًا آخَرَ لَا بُرْهَانَ لَهُ بِهِ فَإِنَّمَا حِسَابُهُ عِندَ رَبِّهِ إِنَّهُ لَا يُفْلِحُ الْكَافِرُونَ﴾

*{At sinuman ang tumawag sa ibang diyos bilang katambal ni Allah nang wala siyang anumang katibayan hinggil dito, magkagayon ang kanyang pakikipagtuos ay nasa kanyang Panginoon (Allah). Katotohanan, hindi nagtatagumpay ang mga di sumasampalataya }. Al-Mu'minun (23): 117*

Samakatuwid, ang sinumang magsabi ng *"La ilaaha illallah"* at nalalaman niya ang kahulugan nito at kumikilos sa itinatadhana nito gaya ng pagtanggi sa *Shirk* (Pagtatambal sa kaisahan ni Allah) at pagkilala sa kaisahan ni Allah na may kasamang matatag na pananalig sa isinasaad nito at may kasamang pagkilos ayon dito - siya ang tunay na *Muslim*. Ang kumikilos naman ayon sa itinatadhana nito, ngunit hindi naniniwala rito ay tinatawag na *Munafiq* (nagkukunwaring Muslim). At ang sinumang kumikilos nang salungat sa itinatadhana nito, gaya ng paggawa ng Shirk (pagtatambal sa kaisahan ni Allah), siya ay *Mushrik* (taong nagtatambal sa kaisahan ni Allah) at *Kafir* pa (taong di-sumasampalataya kay Allah) kahit bigkasin pa man niya ang *Shahaadah*.
Ang dakilang salita na ito ay hindi magdulot ng kabutihan sa nagwiwika nito, ni hindi ito makapagpalabas sa kanya mula sa saklaw ng *Shirk* (pagtambal sa kaisahan ni Allah) maliban kung kanyang alam ang kahulugan nito, isinagawa at pinaniwalaan ito.

## B. Pagsaksi na si Muhammad (صلى الله عليه وسلم) ay Sugo ni Allah:

Tayo ay sumaksi at maniwala na si Muhammad (صلى الله عليه وسلم) ay isang alipin ni Allah at Kanyang Sugo at siya ang Sagka ng mga Propeta at mga Sugo.
*(Apat na Kondisyon ng Pagsaksi "Muhammad Rasoolullah"):*

1. Dapat tayong manatili sa pagsunod sa kanya sa anumang kanyang ipinag-utos.
2. Paniwalaan natin siya sa anumang kanyang ipinahayag niya.
3. Iwaksi natin ang anumang kanyang ipinagbawal at ikinagagalit.
4. At huwag tayong sumamba kay Allah maliban lamang na ito ay ayon sa kanyang itinakda at ipinag-utos.

Kaya tungkulin nating mahalin siya (صلى الله عليه وسلم). At ang pagmamahal sa kanya (صلى الله عليه وسلم) ay ang pagsunod sa kanya (صلى الله عليه وسلم). Sapagkat ang lahat ng kanyang dalang katuruan ay nagbuhat kay Allah lamang at hindi sa ganang kanyang sarili.

# IKALAWANG HALIGI:

## *AS-SALAAH* (Ang Pagdarasal).

Marahil ay sa bandang huli na lang tatalakayin ang saligan na ito.

# IKATLONG HALIGI: AZ-*ZAKAH* (OBLIGADONG KAWANGGAWA)

Si Allah ay nagsabi: ﴿ وَأَقِيمُواْ الصَّلاَةَ وَآتُواْ الزَّكَاةَ وَأَطِيعُواْ الرَّسُولَ لَعَلَّكُمْ تُرْحَمُون ﴾

***(At itaguyod ninyo ang Salaah (pagdarasal), ibigay ang Zakaah (kawanggawa,) at sumunod kayo sa Sugo (صلى الله عليه وسلم) nawa ay kahabagan kayo (ni Allah)***. An-Nur (24):56

## Kahulugan ng *Zakah*:

- Ito ay obligadong-kawanggawa mula sa kayamanan ayon sa mga natatanging kondisyon nito - para sa partikular na grupo ng mga tao, sa nakatakdang panahon.

## Mga Pakinabang ng *Zakah*:

1) Ito ay pagsunod kay Allah.

2) Pagtulong sa mga mahihirap at dukha.

3) Nagpapadalisay sa kayamanan ng tao, gayundin sa pagiging gahaman – bagkus nagtuturo ng pagkamatulungin.

## Mga kayamanan na nararapat pagkunan ng *Zakah* :

1) Ginto at pilak [salapi].

2) Mga ari-arian na kusang inihanda para sa pangangalakal: (tulad ng sasakyan, lupa, hayop, atbp.)

3) Kawan ng mga hayop (kamelyo, baka, at tupa).

4) Mga butil at mga bunga (bigas, mais, munggo, datiles, pasas, atbp.)

## Mga may karapatang tumanggap ng *Zakah* :

Sinabi ni Allah:

﴿إِنَّمَا الصَّدَقَاتُ لِلْفُقَرَآءِ وَالْمَسَاكِينِ وَالْعَامِلِينَ عَلَيْهَا وَالْمُؤَلَّفَةِ قُلُوبُهُمْ وَفِي الرِّقَابِ وَالْغَارِمِينَ وَفِي سَبِيلِ اللَّهِ وَابْنِ السَّبِيلِ فَرِيضَةً مِّنَ اللَّهِ وَاللَّهُ عَلِيمٌ حَكِيمٌ﴾

***(Ang mga Sadaqah (Zakah) ay para lamang sa mga mahihirap, dukha, mga lumilikom nito, sa mga taong pinalalapit ang kanilang mga puso (sa Islam), sa mga bihag (upang ipantubos), sa mga nababaon sa utang (na walang ipambayad), sa landas ni Allah, at sa manlalakbay (na kinapos ng panustus sa daan, kahit mayaman siya sa lugar niya); (ang mga ito ay) isang itinakdang kautusan mula* kay Allah, *At si Allah ay Maalam, Matalino (ganagp sa paggawa)***). At-Tawbah: 60

# IKA-APAT NA HALIGI: *AS-SAWM* (ANG PAG-AAYUNO)

Sinabi ni Allah: ﴿يَأَيّهَا الّذِينَ آمَنُواْ كُتِبَ عَلَيْكُمُ الصّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى الّذِينَ مِن قَبْلِكُمْ لَعَلّكُمْ تَتّقُونَ﴾

***{O kayong mga sumampalataya, ipinag-utos sa inyo ang Pag-aayuno, katulad ng pag-uutos nito sa mga nauna sa inyo, nang sa gayo'y magkaroon kayo ng tunay na pagkatakot (kay Allah)***}. Al-Baqarah (2):183

## Kahulugan ng *Sawm*:

- Ito ay pagsamba kay Allah sa pamamagitan ng pagpigil sa sarili sa pag-kain, inumin, pakikipagtalik at lahat ng nakakasira sa pag-aayuno, mula bukang-liwayway hanggang paglubog ng araw – kaakibat ang layunin para rito.

## Kahalagahan ng pag-aayuno:

**عن أبي هريرة رضي الله عنه أن النبي صلى الله عليه وسلم قال: قال الله عز وجل : كل عمل ابن آدم له إلا الصيام فأنه لي وأنا أجزي به ، والصيام جنة فأذا كان يوم صوم أحدكم فلا يرفث يومئذٍ ولا يصخب فأن سابه أحد أو قاتله فليقول : أني أمرؤ صائم والذي نفس محمد بيده لخلوف فم الصائم أطيب عند الله يوم القيامة من ريح المسك وللصائم فرحتان يفرحهما : إذا أفطر فرح لفطره و إذا لقي ربه فرح بصومه ) رواه البخاري ومسلم**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) – siya ay nagsabi – na ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: Sinabi ni Allah: "Ang lahat na gawa ng anak ni Adam ay para sa kanya – maliban sa pag-aayuno – sapagkat ito ay para sa Akin lamang, at Ako (si Allah) mismo ang gagantimpala nito. At ang pag-aayuno ay pananggalang. At kapag ang isang araw na pinag-ayunuhan ng isa sa inyo, (kung saan) hindi siya magsasalita ng mga masasamang salita (o makipagtalik sa asawa), at hindi makapagtataas ng boses (dahil sa galit), at kung sinumbatan siya ng isang tao o nakikipag-away ito sa kanya, dapat niyang sabihin,: "ako ay isang taong nag-aayuno". (Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nanumpa) : "Sumpa sa Kanya na ang buhay ni Muhammad ay nakasalalay sa Kanyang kamay, tunay na ang mabahong amoy ng hininga na nanggagaling sa bibig ng nag-aayuno ay higit na mainam para kay Allah sa kabilang buhay kaysa halimuyak ng *musk*. Ang nag-aayuno ay may dalawang kasiyahan na kanyang ikinasisiya: kapag siya ay nag-*iftar* (pagkain pagkatapos ng pag-aayuno) siya ay nasiyahan sa kanyang *Iftar*; at kapag nakaharap na niya ang kanyang Panginoon (sa kabilang buhay), siya ay natuwa dahil sa (gantimpala na ipagkakaloob sa) kanyang pag-aayuno).

Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim

## Mga Pakinabang sa Pag-aayuno:

1) Pagsunod kay Allah.

2) Pagsasanay ng mananampalataya sa ***At-Taqwah*** (Tunay na pagkatakot kay Allah sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga Kautusan at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal).

3) Pag-aaral ng pagtitiis at katapatan.

## Mga nakasisira sa pag-aayuno :

1) Pagkain o pag-inom ng sinasadya.

2) Mga bagay na nagsisilbing pagkain inumin tulad ng *dextrose*.

3) Pagsuka ng sinasadya.

4) Pagpapakuha ng dugo na naging sanhi ng panghihina ng katawan.

5) *Hayd* (buwanang-dalaw) at *Nifas* (pagdurugo dulot ng panganganak).

6) Paglabas ng punlay (sa pamamagitan ng pakikipag-niig, pagtitig, o *"pagsasariling-sikap"*).

7) Pakikipagtalik.

8) Paninigarilyo at iba pang ka-uri nito.

## *ZAKAATUL FITR*

- *Zakaah* na ibinibigay ng bawat Muslim sa mga kapus-palad sa pagtatapos ng Ramadhan.

1) Isang *Sa'a* (apat na *mudd* o dakot ng dalawang katamtamang kamay) mula sa pangunahing pagkain ng lugar (trigo, bigas, datiles, atbp, humigit-kumulang 2 ½ hanggang 3 kilogramo).

2) Ibinibigay ito ng bawat Muslim – bata man o matanda – para sa mga mahihirap at dukha.

3) Ibinabahagi ito – isa o dalawang araw – bago isagawa ang *Salaah* ng Eid.

# IKALIMANG HALIGI: *AL-HAJJ* (ANG PAGLALAKBAY SA MAKKAH)

Sinabi ni Allah: ﴿وَلِلّهِ عَلَى النّاسِ حِجّ الْبَيْتِ مَنِ اسْتَطَاعَ إِلَيْهِ سَبِيلاً وَمَن كَفَرَ فَإِنّ الله غَنِيّ عَنِ الْعَالَمِينَ﴾

***(At tungkulin ng Sangkatauhan ang pagsasagawa ng Hajj sa Bahay (Ka'bah) para kay Allah, sa sinumang nakayanan ang daan patungo rito. At sinuman ang nagtatwa nito, tunay na si Allah ay malaya (sa pangangailangan) sa Al- Alamin (sangkatauhan, jinn at ng lahat ng nilalang))***. Al-Imran:97.

## Layunin sa pagsasagawa ng *Hajj*:

**عن عائشة رضي الله عنها قالت: قال رسول الله صلى الله عليه وسلم: (( إنما جعل الطواف بالبيت والصفا والمروة ورمي الجمار لإقامة ذكر الله )) رواه أبو داود والترمذي**

Mula kay 'A'ishah – Nawa ay kalugdan siya ni Allah – siya ay nagsabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Ang *Tawaaf* (pag-ikot ) sa palibot ng Bahay (*Ka'bah*), sa pagitan ng *As-Safaa* at *Al-Marwah*, at ang paghagis ng mga mumunting bato (sa *Jamaraat*), ay tanging itinakda upang itatag ang paggunita kay Allah". Isinalaysay ni Abu Dawud at Tirmidhiy.

## Kahalagahan ng *Hajj*:

**عن أبي هريرة رضي الله عنه أن النبي صلى الله عليه وسلم قال: ((من حج فلم يرفث ، ولم يفسق ، رجع كيوم ولدته أمه)) رواه البخاري ومسلم**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) – siya ay nagsabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Sinumang nagsagawa ng Hajj at hindi siya nagsalita ng masasamang (o nakipagtalik sa asawa), ni hindi nakagawa ng kasamaan kay Allah – siya ay babalik (sa kanyang pinanggalingan) katulad ng araw ng pagkasilang sa kanya ng kanyang ina." Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim.

**عن أبي هريرة رضي الله عنه أن النبي صلى الله عليه وسلم :قال : ((العمرة إلى العمرة كفارة لما بينهما والحج المبرور ليس له جزاء إلاّ الجنة))رواه البخاري ومسلم**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) siya ay nagsabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Ang *Umrah* (pagkatapos) ng isang *Umrah* ay paglilinis ng kasalanan sa pagitan nito; at ang katanggap-tanggap na Hajj ay walang ibang gantimpala maliban sa Paraiso". Isinalaysay ni Al-Bukhariy at Muslim.

## Mga kabutihan ng *Hajj*:

1) Pagsunod kay Allah.

2) Paghahayag sa pangkalahatan ng Islam at paggunita sa Araw ng Paghuhukom.

# IKALAWANG HALIGI: AS-*SALAAH* (ANG PAGDARASAL)

- Sinabi ni Allah sa pamamagitan ng ni Ibraheem (AS – *alayhis salaam* – sumakanya nawa ang Kapayapaan) :

﴿رَبِّ اجْعَلْنِي مُقِيمَ الصَّلاَةِ وَمِن ذُرِّيَّتِي﴾

***(O aking Panginoon, gawin Mo po akong isang nagtatatag ng Salaah gayundin ang aking inapo)*** Ibraheem:40

- At kinausap ni Allah si Musa (AS) at Kanyang sinabi:

﴿وَأَقِمِ الصَّلاَةَ لِذِكْرِي﴾

***(At itatag mo ang Salaah upang bilang paggunita sa Akin)*** Taha:14

- At sinabi ni Allah sa pamamagitan ni Eesa (AS):

﴿وأوصاني بالصلاة والزكاة ما دمت حيا﴾

***(At pinagbilinan Niya ako tungkol sa Salaah at sa Zakah, habang ako'y buhay***) Maryam:31

- At inutusan ni Allah si Muhamamd (صلى الله عليه وسلم) at Kanyang sinasabi:

﴿اتْلُ مَا أُوْحِيَ إِلَيْكَ مِنَ الْكِتَابِ وَأَقِمِ الصلاة ﴾

***(Basahin mo (O Muhammad) ang anumang ipinahayag sa iyo mula sa Aklat (Qur'an) at itatag mo ang Salaah)*** Al-An-kabut:45

Pagkatapos, inutusan Niya ang lahat ng mga Mananampalataya at Kanyang sinabi:

﴿إِنَّ الصَّلاَةَ كَانَتْ عَلَى الْمُؤْمِنِينَ كِتَاباً مَّوْقُوتاً﴾

***(Katotohanan, ang Salaah para sa mga Mananampalataya ay nakatakdang oras)*** An-Nisaa:103

## Kahalagahan ng *Salaah*:

Si Allah ay nagsabi sa *Qur'an*: ﴿إِنَّ الصَّلاَةَ تَنْهَى عَنِ الْفَحْشَآءِ وَالْمُنْكَرِ وَلَذِكْرُ اللَّهِ أَكْبَرُ﴾

***(Katotohanan, ang Salaah ay pumipigil sa mga kahalayan at kasamaan)*** Al-Ankaboot:45

At sinabi pa Niya: ﴿وَالَّذِينَ هُمْ عَلَى صَلاَتِهِمْ يُحَافِظُونَ * أُوْلَئِكَ فِي جَنَّاتٍ مُّكْرَمُونَ﴾

***(At yaong sila sa kanilang pagsaSalaah ay nagpapahalaga. Sila ay (manantili) sa mga Hardin (Parasio) pinararangalan***): Al-Ma-aarij:34-35

**عن أنس رضي الله عنه قال : فرضت على رسول الله صلى الله عليه وسلم ليلة أسري به الصلاة خمسين ، ثم نقصت حتى جعلت خمسا ، ثم نودي يا محمد ، لا يبدل القول لدي ، وإن لك بهذه لخمس خمسين ..)**
**(رواه أحمد والترمذي )**

Mula kay Anas bin Malik (Raa) kanyang sinabi: "Ipinag-utos sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) - noong gabing siya ay dinalang maglakbay patungong Jerusalem – ang *Salaah* nang limampung beses (isagawa sa loob ng isang araw). Pagkatapos, binawasan ito hanggang maging lima. At pagkatapos, may tumawag, O Muhammad: "Hindi napapalitan ang salitang mula sa Akin. At Tunay! Mapapasa-iyo sa limang ito ang katumbas ng limampu." Isinalaysay ni Ahmad at Tirmidhiy.

**عن أبي هريرة رضي الله عنه قال سمعت رسول الله صلى الله عليه وسلم يقول :** (( **أريتم لو أن نهرا بباب أحدكم يغتسل منه كل يوم خمس مرات هل يبقى من درنه شيء ؟)) قالوا :" لا يبقى من درنه شيء " قال :(( فذلك مثل الصلوات الخمس، يمحو الله به الخطايا)) (رواه البخاري ومسلم)**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) kanyang sinabi: "Sinabi ng Sugo ni Allah صلى الله عليه وسلم: "Sabihin ninyo sa akin, kung may ilog na nasa harap ng pintuan ng isa sa inyo – siya ay maligo rito nang limang beses sa bawat araw – may matitira pa ba sa kanyang dumi sa kanyang (katawan)?" Sila ay nagsalita: Walang matitira sa kanyang dumi. Sinabi niya: "Samakatuwid, yaon ang kahalintulad ng limang *Salaah*, pinapawi ni Allah sa pamamagitan ng mga ito ang mga kasalanan). Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim.

**عن أبي هريرة رضي الله عنه قال – قال رسول الله** صلى الله عليه وسلم: (( **إن أول ما يحاسب به العبد يوم القيامة من عمله صلاته، فإن صلحت فقد أفلح وأنجح وإن فسدت فقد خاب وخسر)) ( رواه أحمد والترمذي )**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) : "Tunay na ang unang bagay na huhusgahan sa gawain ng alipin sa kabilang buhay ay ang kanyang *Salaah*. At kung ito napabuti, tunay na siya ay nagtagumpay at pumasa. Subalit kung ito ay napahamak, tunay na siya ay nabigo at nalugi."" Isinalaysay ni Ahmad at Tirmidhiy.

**عن بريرة رضي الله عنه قال: قال رسول الله صلى الله عليه وسلم:** (( **العهد الذي بيننا وبينهم الصلاة، فمن تركها فقد كفر))**
**( رواه أحمد وأصحاب السنن )**

Mula kay Buraidah (Raa) kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Ang kasunduan na namamagitan sa atin at sa kanila (di-mananampalataya) ay ang *Salaah*. Kaya't sinuman ang umiwan dito, tunay na siya ay tumangging sumampalataya." Isinalaysay ni Ahmad at ng Ashaab As-Sunan.

# *AT-TAHARAH* (KALINISAN AT KADALISAYAN):

## A) Pang-ispirituwal na kadalisayan (*ma'nawiyah*):

- Paglilinis ng puso mula sa Di-Pananampalataya (*Kufr*), Pagkukuwanri (*Nifaq*), Pagtatambal (*Shirk*) at sa pagkapoot sa kapatid na Muslim.

## B) Pisikal na kadalisayan (*hissiyah*): (*Al-Wudhu* at *Al-Ghusl*)

- Paglilinis ng katawan mula sa mga bagay na nagpapawalang bisa sa pisikal na kadalisayan (*hadath*) tulad ng ihi, dumi, dugo (*hadath asghar)* at pakikipagtalik o paglabas ng punlay (*hadath akbar*).

- Ang pag-alis sa mga marurumi (*najis*) tulad ng ihi o dumi sa katawan, damit, at lugar na kung saan isasagawa ang *Salaah.*

# *AL-WUDHU* (*Taharah* Para sa *Hadath Asghar*)

Sinabi ni Allah:

﴿يَا أَيّهَا الّذِينَ آمَنُواْ إِذَا قُمْتُمْ إِلَى الصّلاةِ فاغْسِلُواْ وُجُوهَكُمْ وَأَيْدِيَكُمْ إِلَى الْمَرَافِقِ وَامْسَحُواْ بِرُؤُوسِكُمْ وَأَرْجُلَكُمْ إِلَى الكعبين﴾

***(O kayong mga sumampalataya, kapag magsagawa kayo ng Salaah, hugasan ninyo ang inyong mukha , at ang inyong mga kamay hanggang siko, at punasan ninyo ang inyong ulo at ang inyong mga paa hanggang bukong-bukong)*** Al-Ma-idah:6

## Kahalagahan ng *Wudhu*:

**عن أبي هريرة رضي الله عنه قال – قال رسول الله صلى الله عليه وسلم: (( إذا توضأ العبد المسلم أو المؤمن فغسل وجهه ، خرج من وجهه كل خطيئة نظر إليها بعينيه مع الماء أو مع آخر قطر الماء فإذا غسل يديه خرج من يديه كل خطيئة كان بطشتها يداه مع الماء أو مع آخر قطر الماء ، فإذا غسل رجليه خرجت كل خطيئة مشتها رجلاه مع الماء أو مع آخر قطر الماء ، حتى يخرج نقيا من الذنوب)) ( رواه مسلم )**

Mula kay Abu Hurayrah (Raa) kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Kapag nagsagawa ng Wudu ang isang lingkod na Muslim o Mananampalataya at hinugasan niya ang kanyang mukha, lalabas mula sa kanyang mukha ang lahat ng kasalanan na nakita ng kanyang dalawang mata kasama ng tubig o ng pinakahuling patak ng tubig. At kapag hinugasan niya ang kanyang dalawang kamay, lalabas mula sa kanyang mga kamay ang lahat ng kasalanan na naabot ng kanyang dalawang kamay kasama ng tubig o ng pinakahuling patak ng tubig. At kapag hinugasan niya ang kanyang dalawang paa, lalabas mula sa kanyang

dalawang paa ang lahat ng kasalanang nalakaran ng kanyang dalawang paa, kasama ng tubig o ng pinakahuling patak ng tubig. Hanggang sa siya ay lumabas nang dalisay sa kalinisan mula sa mga kasalanan." Isinalaysay ni Muslim.

**عن علي بن ابي طالب رضي الله عنه قال : قال رسول الله صلى الله عليه وسلم: ((مفتاح الصلاة الطهور)) رواه أبو داود والترمذي.**

Mula kay Ali bin Abi Taalib (Raa) kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Ang susi ng *Salaah* ay ang kadalisayan." Isinalaysay ni Abu Dawud at Tirmidhiy.

## Mga kondisyon ng *Wudhu*:

1) *Islam* (Pagiging Muslim).

2) *'Aql* (Tamang Pag-iisip).

3) *Tamyeez* (Tamang Gulang).

4) *Niyyah* (Layunin) ng pagpapadalisay at pananatili nito hanggang sa matapos ang *Taharah.*

5) Paghinto ng *hadath.*

6) Paglilinis ng bahagi ng katawan na kung saan lumabas ang *hadath* sa pamamagitan ng tubig, papel, o bato.

7) Paggamit ng malinis na tubig. Ang malinis na tubig (*Tahir*): tulad halimbawa ng: (tubig ng ulan, tubig ng dagat, ng balon). Ang tubig na hindi malinis (*Najis*) – tubig na nahaluan ng mga marurumi (mga bagay na hindi malilinis) na nagpapalit ng lasa ng tubig, kulay ng tubig o amoy nito), tulad halimbawa ng tubig na dumadaloy.

8) Pagiging *mubah* (kapahi-pahintulot) ng tubig (hindi ninakaw).

9) Pag-aalis ng anumang tumatakip sa balat, at pumipigil sa tubig sa pagsayad nito sa mga parte ng katawan na kabilang sa mga obligadong hugasan sa Wudhu(tulad halimbawa ng makapal na pintura, o mahigpit na relo).

10) Pagsapit ng takdang-oras para sa sinumang may palagiang *hadath* sa kanyang Limang Obligadong *Salaah.*

# Pamamaraan ng *Wudhu*:

## Mga *Furood* (Nararapat Isagawa) sa *Wudhu*:

1- Paghugas sa lahat ng bahagi ng Mukha (dagdag pa ang pagmumog at pagsingot ng tubig). Ang mukha ay mula sa tinutubuan ng buhok sa noo pababa sa baba kasama ang balbas; at mula sa puno ng tainga pahalang patungo sa kabila.

2- Paghugas ng dalawang kamay hanggang sa siko (magsimula muna sa kanan at saka isunod ang kaliwa).

3- Paghaplos sa buong ulo kabilang ang dalawang tainga.

4- Paghugas ng dalawang paa hanggang sa bukong-bukong (magsimula muna sa kanan at saka isunod ang kaliwa).

5- Pagkakasunud-sunod (*Tarteeb).*

6- Pagkakatuloy-tuloy (*Muwaalaah*).

*** ***Wajib*** o Obligado sa *Wudhu* ang pagsasabi ng ***"Bismillah"*** kung ito ay naalalang banggitin bago magsimula

## Mga *Sunan* (Kanais-nais) sa *Wudhu*:

1- Paghuhugas ng dalawang kamay (obligado pagkatapos matulog) at maiging paghuhugas sa mga daliri.

2- Paghuhugas ng bawat parte ng katawan ng tatlong beses maliban sa ulo kasama ang tainga.

3- Pagkuskus ng balbas.

4- Paghuhugas ng kanang parte ng katawan bago ang kaliwa.

5- Pagtitipid sa paggamit ng tubig.

6- *Dua'a* (panalangin) pagkatapos ng Wudu, upang pagsamahin ang pang-ispirituwal at panlabas na kadalisayan.

***"Ash'hadu allaa ilaaha illa Allah, wahdahu la shareeka lah, wa ashhadu anna muhammadan rasoolu Allah''***

(Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban kay Allah ang tanging nag-iisa, wala Siyang katambal. At ako ay sumasaksi na si Muhammad ay lingkod Niya at Kanyang sugo).

***"Allahumma ij-alnee mina At-Tawwabeen wa ij-alnee mina Al-Mutatahhireen".***

(O Allah! Gawin Mo po akong kabilang ng mga nagsisisi, at gawin Mo po akong kabilang ng mga malilinis).

## Mga *Mubtilaat* (Nakapagpapawalang-bisa) sa *Wudhu* :

***Hadath Asghar*****:** (maliit na karumihang pang-ispiritwal).

1- Anumang lumalabas sa dalawang butas (sa ari at puwit).

2- Anumang maruming lumalabas sa katawan (hal.: dugo).

3- Pagkawala ng malay (hal.: mahimbing na pagtulog at pagkahimatay).

4- Paghipo sa babae ng may pagnanasa.

5- Paghawak sa ari nang walang anumang sapin – na may pagnanasa – sa harap man o likod .

6- Pagkain ng karne ng kamelyo.

7- Pagpapaligo ng patay.

8- Pagtalikod sa Islam (nawa'y pangalagaan tayo ni Allah laban rito).

***Hadath Akbar*****:** (malaking karumihang pang-ispiritwal gaya ng pakikipagtalik – kahit hindi lumabas ang semilya; o paglabas ng semilya ito man ay matapos managinip, o dahil sa pakikipag-niig o *foreplay*, o pagsasariling-sikap, o labis na pananabik, o labis na kaba, o labis na init at lamig ng panahon).

## PAGPUPUNAS SA MEDYAS

**عن المغيرة بن شعبة رضي الله عنه قال : كنت مع النبي صلى الله عليه وسلم وهو يتوضأ فأهويت لأنزع خفيه فقال : ((دعهما فإني أدخلتهما طاهرتين))، فمسح عليهما (رواه البخاري ومسلم )**

Mula kay Al Mogheerah bin Shu'abah (Raa) kanyang sinabi: Ako ay kasama ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) habang siya ay nagsasagawa ng Wudu. Umupo ako upang alisin ang kanyang suot dalawang balat na medyas subalit siya ay nagsabi: "Hayaan mo ang mga ito, dahil isinuot ko ang mga ito na malilinis." At pinunasan niya ang ibabaw ng mga ito). Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim.

### Mga *Shuroot* (kondisyon) ng pagpupunas:

1- Nasa kalagayan ng *taharah* bago isuot ang mga ito.

2- Malilinis ang mga medyas.

3- Nararapat na hindi lalampas ang pagpupunas sa oras na itinakda para rito.
- **Ang Nakadistino**: isang araw (24 oras).
- **Ang Naglalakbay**: tatlong araw (72 oras).

**PUNA:** nagsisimula ang pagbilang ng oras nito sa unang pagpupunas.

4- Natatakpan ang bahaging obligadong hugasan (buong paa kasama ang bukong-bukong).

5- Pagiging *halaal* ng mga ito (hindi ninakaw).

## Pamamaraan ng pagpupunas:

1- Magsagawa ng *wudhu* at kapag nasa paghuhugas na ng dalawang paa, basain ang dalawang kamay.

2- Punasan ng basang kamay ang ibabaw na bahagi lamang ng medyas.

3- Punasan ang kanang paa sa pamamagitan ng kanang kamay at ang kaliwang paa sa pamamagitan ng kaliwa.

## Mga nakapagpapawalang-bisa sa pagpupunas :

1- Paghubad ng dalawang medyas kapag ito ay napunasan na.

2- *Hadath akbar* o malaking karumihang pang-ispiritwal. Nararapat na alisin ang medyas at maligo.

3- Pagsapit ng takdang-oras ng pagpupunas.

# *AL-GHUSL* (ANG PAGPALIGO NG LAHAT NG BAHAGI NG KATAWAN)

Si Allah ay nagsabi sa *Qur'an*: ﴿وَإِن كُنتُمْ جُنُباً فَاطَّهَّرُواْ﴾

***{At kung kayo ay nasa Junub (nasa kalagayang matapos makipagtalik o anumang dahilan ng paglabas ng semilya) magpakadalisay kayo}.*** Al-Ma-idah: 6

## Mga dahilan upang maging sapilitan ang paliligo:

1- *Hadath akbar.*

2- Pagtigil ng *hayd* (buwanang-dalaw sa mga kababaihan).

3- Pagtigil ng *nifas* (pagdurugo matapos manganak sa mga kababaihan).

4- Pagyakap sa Islam ng isang *Kafir* (Di-mananampalataya).

5- Kapag namatay ang isang Muslim.

## Pamamaraan ng *Ghusl*:

**Ang mga *Wajib* o obligado sa *Ghusl*:**

1- *Niyyah* (ang layunin sa paglilinis).

2- Paghugas sa lahat ng bahagi ng katawan (idinadagdag pa rito ang pagmumog at pagsinga ng tubig na ipinasok sa ilong).

3- Pagkuskus ng buhok at pagdaloy ng tubig hanggang sa anit.

**Mga *Sunnah* (mga itinagubilin) sa *Ghusl*:**

1- Pagsasabi ng *"**Bismillah**"*.

2- Paghuhugas ng dalawang palad tatlong beses.

3- Paghuhugas ng ari sa pamamagitan ng kaliwang kamay at pag-alis ng dumi nito.

4- Pagsasagawa ng *Wudhu*.

5- Paghuhugas ng buhok tatlong beses.

6- Paghuhugas sa lahat ng bahagi ng katawan simula sa kanang bahagi ng katawan bago ang kaliwa.

## Mga gawain na kanais-nais ang *taharah* para rito:

**<u>Paglilinis mula sa *Hadath Asghar*</u>:**

1- Pag-*Salaah*.

2- Pagta-*Tawaf* (pag-ikot sa Ka'bah).

3- Paghawak at pagbabasa ng *Qur'an*.

**<u>Paglilinis mula sa *Hadath Akbar*</u>:**

1- Lahat ng anumang kanais-nais sa *hadath asghar*.

2- Pagbasa ng *Qur'an* nang hindi binibigkas (sa memorya lamang).

3- Pag-upo at pananatili sa loob ng Masjid.

# MGA *SHUROOT* (KONDISYON) NG SALAAH:

**1- *Islam*.**

**2- *'Aql*.**

**3- *Tamyeez*.**

**4- Pagpasok ng takdang oras nito.**

| **Obligadong *Salaah*** | **Bilang ng mga *Rak'ah*** | **Takdang oras ng *Salaah*** |
|---|---|---|
| ***Al-Fajr*** (hayag na pagbasa) | 2 *Rak'ah* | Magmula ng bukang-liwayway hanggang sa bago sumikat ang araw. |
| ***Ad-Dhuhr*** (tahimik na pagbasa) | 4 *Rak'ah* | Pagkalipas ng tanghaling tapat hanggang sa ang anino ng isang bagay ay kasing sukat nito. |
| ***Al-Asr*** (tahimik na pagbasa) | 4 *Rak'ah* | Magmula sa oras na ang anino ng isang bagay ay kasing sukat nito hanggang sa paglubog ng araw. |
| ***Al-Maghrib*** (hayag na pagbasa) | 3 *Rak'ah* | Magmula sa paglubog hanggang sa takip-silim. |
| ***Al-Isha'*** (hayag na pagbasa) | 4 *Rak'ah* | Magmula sa takip-silim hanggang sa hating-gabi (o bago sumapit ang oras ng Fajr. |

**(5) Pagtakip sa *Awrah*** (bahagi ng katawan na obligadong takpan).

- Para sa mga kalalakihan: mula pusod hanggang tuhod.

- Para sa mga kababaihan: lahat ng katawan maliban sa mukha at dalawang palad habang nasa *Salaah*.

**(6) Pag-alis ng *Hadath*:**

-mula sa *Hadath Ashgar*: (Wudhu).

-mula sa *Hadath Akbar*: (*Ghusl*).

**(7) Pag-alis sa mga *Najis*** (maruruming bagay).

- mula sa katawan, damit, at lugar na kung saan isasagawa ang *Salaah.*

**(8) Pagharap sa *Qiblah* (Direksyon ng *Ka'bah* sa *Makkah*) :**

**(9) Ang *Niyyah*:** (Ang layunin sa pagsasagawa ng partikular na *Salaah*).

# PAMAMARAAN NG PAGSASAGAWA NG SALAAH

**عن مالك بن الحويرث رضي الله عنه قال – قال رسول الله صلى الله عليه وسلم : ((صلوا كما رأيتموني أصلي)) رواه البخاري.**

Mula kay Malik bin Al-Huwayrith (Raa) kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): "Magsagawa kayo ng *Salaah* nang tulad ng inyong nakita sa aking pagsa*Salaah*]. Isinalaysay ni Al-Bukhari

● **Tumayo ng panatag.**

● **Magsagawa ng *Takbiratul Ihram* (pagbigkas ng *''Allaahu Akbar''*).**

- Itaas ang dalawang kamay sa tapat ng dalawang tainga o dalawang balikat, at sabihin: ''***Allaahu Akbar***" (Si Allah ay Pinakadakila).

- Ipatong ang kanang kamay sa ibabaw ng kaliwang kamay sa tapat ng dibdib.

- Bigkasin ang pambungad na Dua' (***Al-Istiftaah***):

***"subhaanakal lahumma wa bihamdika wa tabaarakasmuka wa ta'aalaa jadduka wa laa ilaaha ghayruk."***

(O Allah, sumaiyo ang kaluwalhatian at ang pagpupuri, maluwalhati ang Iyong pangalan, kataastaasan ang Iyong karangalan, sapagkat walang ibang diyos bukod pa sa Iyo)

- Ituon ng paningin sa bahagi ng lapag na pagpapatirapaan ng noo.

● **Bigkasin ang *Sooratul Fatihah*:**

- Sabihin : **" *a'oodhu billaahi minash shaytaanir rajeem*"**

(Ako ay nagpapakupkup kay Allah laban kay Satanas na isinumpa)

- Pagkatapos, sabihin: **"*bismillaahir rahmaanir raheem*"**

(Sa ngalan ni Allah ang Mapagpala, ang Mahabagin).

- Pagkatapos, basahin ang *sooratul Faatihah*. Matapos ito, sabihin : "***Aameen"*** (O Allah, dinggin Mo ang aming panalangin).

- Pagkatapos, bumasa ng ibang *Soorah* (kabanata) o *Ayat* (talata) pagkatapos ng *Al- Faatihah*.

● ***Ar-Rukoo'***: (ang pagyukod at paglagay ng mga kamay sa tuhod).

- Itaas ang dalawang kamay nang pantay sa dalawang tainga o dalawang balikat, at sabihin: "***Allaahu Akbar***".

- Yumukod hanggang sa maging tuwid ang likurang bahagi ng katawan at ipatong ang mga palad ng nakabuka sa mga tuhod.

- Pagkatapos, sabihin habang nakayukod: "***subhaana rabbiyal adheem***" tatlong ulit. (Kaluwalhatian sa aking Panginoon – Ang Pinakadakila).

**● Pag-angat ng ulo at katawan buhat sa *rukoo'* :**

- Habang ibinabangon ang ulo at katawan buhat sa *rukoo'*, itaas ang dalawang kamay nang pantay sa dalawang tainga o dalawang balikat, at sabihin: "***sami Allaahu liman hamidah***". (Dinidinig ni Allah ang sinumang nagpupuri sa Kanya). Ito ay para sa *Imam* (namumuno sa *Salaah*) lamang o sa *Munfarid* nag-iisang nagsasagawa ng *Salaah*.

- Pagkatapos, sabihin: "***rabbanaa lakal hamd***".

(Panginoon namin, sa Iyo po lamang nauukol ang mga pagpupuri). Ito ay para sa lahat –sa *Imam,* sa *Ma'moom* (nagsa-*Salaah* sa likod ng *Imam*) at sa *Munfarid*.

● ***As-Sujood*:** (ang Pagpapatirapa).

- Habang ibinababa ang katawan para magpatirapa, sabihin ang katagang: "***Allaahu Akbar,***" at ilapat ang tuhod pagkatapos ang palad na ang mga daliri ay dikit-dikit na nakaturo sa direksyon ng *Qiblah*.

- Pagkatapos, Sabihin habang nakapatirapa: "***subhaana rabbiyal a'laa***" tatlong ulit.(Kaluwalhatian sa aking Panginoong Kataastaasan).

- Magpatirapa sa pitong bahagi ng katawan: ang noo at ang ilong, ang dalawang kamay, ang dalawang tuhod at ang mga dulo ng dalawang paa.

**● Ang pag-upo sa pagitan ng dalawang *sujood* :**

- Habang inaangat ang ulo at katawan mula sa pagpapatirapa, Sabihin: "***Allahu Akbar*".**

- Pagkatapos, Sabihin habang ikaw ay nakaupo: "***rabbighfir lee***" tatlong ulit. (Panginoon ko, ako po ay Iyong patawarin).

● ***As-Sujood*:**( sa ikalawang pagpapatirapa ).

- Sa sandaling magpapatirapa ng ikalawang pagkakataon, Sabihin: "***Allaahu Akbar***".

- Pagkatapos, Sabihin habang nakapatirapa : "***subhaana rabbiyal a'laa***" tatlong ulit.

**● Pagtayo para sa ikalawang *rak'ah*.**

- Sa pagtayo sabihin: "***Allaahu Akbar***".

**Puna :** Ang lahat ng naunang mga gawa ay tinatawag na isang ***Rak'ah***.

● **Unang *Tashahhud***:

- Habang naka-upo sa ikalawang *rak'ah*, Sabihin:

***"attahiyaatu lillaahi was salawaatu wat tayyibaat, assalaamu alayka ayyuhan nabeeyu wa rahmatullaahi wa barakaatuh, assalaamu alaynaa wa alaa ibaadil lahis saaliheen, ash'hadu allaa ilaaha illallaah, wa ash'hadu anna muhammadan abduhu wa rasooluh."***

(Ang mga pagbati, mga dasal, at mga mabubuting bagay sa buhay ay kay Allah, sumaiyo nawa ang kapayayapaan, O Propeta at gayon din ang habag at mga pagpapala ni Allah. Nawa ang Kapayapaan ay mapasa-amin at mapasa-kanila na mga matutuwid na lingkod ni Allah. Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban kay Allah. At Ako ay sumasaksi rin na si Muhammad ay Kanyang lingkod at Sugo).

● **Ang Huling *Tashahhud*:**

- Habang nakaupo para sa huling *rak'ah*, at pagkatapos ng pagbigkas sa Unang *Tashahhud*, sabihin ang ***As-Salaatu 'alaa Nabiy*** **(pagpapala sa Propeta** صلى الله عليه وسلم):

***"allaahumma salli alaa muhammadin wa alaa aali muhammad, kamaa sallayta alaa ibraaheema wa alaa aali ibraaheem, innaka hameedum majeed, kamaa baarakta alaa ibraaheema wa alaa aali ibraaheem, innaka hameedum majeed."***

(O Allah, pagpalain Mo po si Muhammad at ang kanyang mag-anak tulad ng pagpala Mo kay Ibraheem at sa kanyang mag-anak, tunay po na Ikaw ay kapuri-puri at maluwalhati. Biyayaan Mo po si Muhammad at ang kanyang mag-anak tulad ng pagbiyaya Mo kay Ibraheem at sa kanyang mag-anak, tunay po na Ikaw ay kapuripuri at maluwalhati).

**-** Pagkatapos ng Huling *Tashahhud*, sabihin ang *Dua'* o panalangin na sumusunod:

***"allaahumma innee a'oodhu bika min adhaabi jahannama wa adhaabil qabri wa min fitnatil mahyaa wal mamaat, wa min fitnatil maseehid dajjaal."***

(O Allah, ako ay nagpapakupkup sa Iyo laban sa pasakit na matatamo sa Impiyernoat libingan; at laban sa tukso ng buhay at kamatayan at laban sa tukso ng Bulaang-Kristo).

● ***At-Tasleem*:**

- Para sa pagtatapos ng *Salaah*, lumingon sa kanan at sabihin:

***''assalaamu alaykum wa rahmatullaah''*** ( Sumainyo ang kapayapaan at awa ni Allah ).

- Pagkatapos, sa kaliwa naman at sabihin : ''***assalaamu alaykum wa rahmatullaah.''***

● **Nararapat na may kapanatagan habang isinasagawa ang mga gawaing ito.**

## MGA HALIGI (A*RKAN*) NG *SALAAH*:

1- Pagtayo hanggang makakaya.

2- *Takbeeratul ihram* (Panimulang takbeer).

3- Pagbabasa ng *Al-Fatihah* (sa bawat *rak'ah*).

4- *Ar-Rukoo'* (Pagyukod).

5- Pag-angat mula sa *rukoo'*.

6- Dalawang *Sujood* (pagpapatirapa).

7- Pagkakapantay ng katawan sa *sujood*

8- Pag-upo sa pagitan ng dalawang *sujood*.

9- *At-Tuma'neenah* (kapanatagan) sa pagsasagawa ng lahat ng haligi.

10- *At-Tarteeb* (pagkakasunod-sunod) ng mga gawain.

11- Ang Huling *Tashahhud.*

12- Pag-upo para sa Huling *Tashahhud*.

13- *As-Salaatu 'alaa Nabiy* (Pagpapala sa Propeta صلى الله عليه وسلم)

14- *At-Tasleem* (pagsasabi ng *"**assalaamu 'alaykum wa rahmatullah**"* sa kanan at kaliwa)

**PUNA:** kapag sadyang kinaligtaan ang isang haligi nang pasadya, ang *Salaah* ay mawawalang saysay. Ngunit kapag nakaligtaan nang hindi sinadya, isagawa ang naturang haligi, pagkatapos ay magsagawa ng *Sujoodus Sahw* (pagpapatirapa dahil sa pagkalimot)**.**

## MGA *WAJIBAT* (OBLIGADO) SA *SALAAH*:

1- Lahat ng mga *takbeer* maliban sa *takbeeratul ihram* (pinakaunang ***"Allaahu Akbar*"**).

2- Pagsabi ng: ***"subhaana rabbiyal adheem"*** sa *rukoo'*.

3- Pagsabi ng: ***"sami' Allaahu liman hamidah"*** (para sa *Munfarid* at *Imam*).

4- Pagsabi ng: ***"rabbanaa lakal hamd"*** pagkatapos ng *rukoo'*.

5- Pagsabi ng: ***"subhaana rabbiyal a'laa"*** sa *sujood*.

6- Pagsabi ng: ***"rabbighfir lee"*** sa pagitan ng dalawang *sujood*.

7- Pagbigkas ng Unang *Tashahhud*.

8- Pag-upo para sa Unang *Tashahhud*.

## MGA *SUNAN* (KANAIS-NAIS) SA *SALAAH*:

1- Pagpatong ng kanang kamay sa kaliwang kamay sa tapat ng dibdib.

2- Pagbasa sa Pambungad na Panalangin *Al-Istiftaah*.

3- Pagtaas ng dalawang kamay para sa *Takbeer*.

4- Pagbasa ng iba pang sa *Fatihah*.

5- Pagdu-*dua'* o pananalangin pagkatapos ng Huling *Tashahhud*.

6- Pagturo sa pamamagitan ng hintuturo habang naka-upo sa *Tashahhud*.

7- Pagpapalakas ng pagbasa para sa *Imam* sa panghayagang *Salaah*.

## MGA *MUBTILAAT* (NAKASISIRA) SA *SALAAH*:

1- Sinasadyang pag-iwan ng alinmang *Rukn*, *Wajib* o kondisyon ng *Salaah*.

2- Pagkasira ng *Taharah*.

3- Sinasadyang pagsasalita ng mga salitang walang kinalaman sa *Salaah* o pagtawa.

4- Pagkain o pag-inom nang sinasadya.

5- Sobrang paggalaw na hindi naman kabilang sa *Salaah*.

## MGA *MAKROOHAAT* (KINAMUMUHIAN) SA *SALAAH*:

1- Pagtaas ng paningin ng mga mata sa langit, pagpikit nito, o pagtingin sa paligid.

2- Paggalaw na hindi kinailangan.

3- Pagpipigil sa pag-ihi o pagdumi.

4- Pagsa-*Salaah* habang nakahanda na ang pagkain.

5- Pagsa-*Salaah* sa mga lugar na mayroong mga larawan o mga rebulto.

**Isinalin sa wikang Tagalog ni: Muhammad Taha Ali**

**الطبعة الثانية – مزيدة و منقحة 1422/4/25هـ**

**Sinuri at Isinaayos ni: 'Abdur Rasheed Vallena**

**1434/10/14هـ**